# MGA FATWA

**Tanong :** may taong nagtatawaf sa tahanan ng Allah , at sa kasagsagan ng ikalima na niyang Tawaf nag qamat na ng salah , kaya huminto siya at nagsalah siya , at pagkatapos Ipinagpatuloy niya ang pagtawaf . ang tanong dito valid ba yung ikalimang tawaf niyaNa naputol dahil sa pagsalah o invalido ? o kailangan magsimula ulit sa hajar aswad Para sa ikalimang tawaf ?

**Sagot :** ang tama dito ay hindi invalido ang ikalima niyang tawaf sa ganitong sitwasyon , kaya Ikumpleto niya ang tawaf niyang ikalima na naudlot dahil sa pagsabay niya sa salah ng Imam … Ifta ng lugnatu daimah lil buhosil elmiyati wal ifta .

**Tanong :** kami ay nakatira sa australia at may malaking grupo ng mga muslim dito na gustongIsagawa ang fardho na hajj , at sa paklalakbay namin mula sydney tatlo ang maaring Datnan namin na pier o airport , ito ay ang Jeddah , Abu dhabi , at Baharain . kaya Saan meeqaat kami mag e-ihram ? mag e-ihram ba kami sa sydney o kahit saan na ?

**Sagot :** ang Sydney , Abu dhabi , at Bahrain ay hindi yan mga meeqaat sa paghajj at umrah At ang Jeddah ay hindi yan meeqaat sa katulad ninyo kundi meeqaat lang yan ng taga Jeddah , ang obligado sa inyo ay mag ihram kayo sa unang meeqaat na madaanan Ninyo o matapatan ninyo kung nakasakay kayo ng eroplano papuntang makkah dahil Ng itakda ng propeta ( sumakanya ang pagpapala at kapayapaan ) ang mga meeqaat Nagsabi siya ng :

ito'y para sa kanila at sa sinumang dadaan sa kanila na taga ibang Lugar na gustong maghajj o mag umrah … at pwedi ninyong tanungin ang stewardess Ng eroplano bago kayo matapat sa mga lugar na yan , pero kung naniguro kayo at kayo Ay nag ihram na at nag niyah na bago pa man matapat doon ay pwedi , tungkol Paghahanda sa pag ihram gaya ng paglinis at paliligo o pagsout ng ihram ay pewdi yan Gawin kahit saan lugar … ifta ng lugnatu daimah lil buhosil elmiyah wal ifta .

**Tanong :**

anong hukom sa naghajj ng Qiran ( hajj at umrah ) na hindi nakapagkatay ng kambing Hindi rin nagpakain at hindi rin nag ayuno samantala natapos na ang hajj at nilisan na Niya ang makkah at malayo na sa ka'aba at sa mga pagdarausan ng hajj ?

**Sagot :**

obligado sa kanya na magkatay ng kambing para sa hajj niya na Qiran dito sa makkah Sa kanyang sarili mismo odi kaya'y ipagkatiwala niya sa iba na mapagkakatiwalaan na Na tao at ipamudmud niya sa mga mahihirap , pwedi siyang kumain dito at ipamigay Ang iba . pero kung walang kakayahan sa pagkatay ay mag ayuno ng sampung araw . Ifta ng lugnatu daimah lil buhosil elmiyati wal ifta .

**Tanong :**

kung nakumpleto ng naghajj ang lahat ng Arkaan at Wajibaat ng hajj maliban lang Sa Tawaf Ifadha at Tawaf Widaa . na ang Tawaf Ifadha ay kanyang idinelay sa Ikalawang araw ng Ayyamu Tasreeq saka siya nagtawaf ifadha at hindi na nagtawaf Widaa dahil sa paniniwala niya na tama na yun samantala hindi siya taga makkah Kundi taga ibang siyudad ng saudi arabia . anong dapat sa kanya ?

**Sagot :**

kung talagang ganoon nga ang nangyari , tulad ng nabanggit niya , na sa paglisan Niya ng makkah nagtawaf ifadha siya ay pwadi na siyang hindi na magtawaf widaa Dahil sapat na sa kanya yung kangyang ginawang tawaf ifadha , pero kailangan Siguruhin niya na tapos na siya magbato ng jamarat . Ifta ng lugnatu daimah lil buhosil elmiyah wal ifta .

# MGA FATWA

**Tanong :** naghajj ako ng ifraad at ginawa ko ang pagtawaf at pagsa'ey ng wala pa ang uquf Sa Arafa . ano bang dapat sa akin obligado pa bang magsa'ey ako pagkatapos ko Magtawaf ifadha ?

**Sagot :** ang naghajj ng ifraad odi kaya'y Qiran , pagka nakarating sila sa makkah at nagtawaf Sila at nagsa'ey , pagkatapos nanatili sila sa kanilang ihram dahil Mufrid sila o Qarin Ay sapat na sa kanila ang sa'ey nilang yun , hindi na sila magsa'ey ulit kundi magtawaf Ifadha na lang sa araw ng Eid o pagkatapos ng araw ng Eid kung nanatili sila sa kanilang Ihram hanggang araw ng Nahr odi kaya'y may dala dala silang had'ey dahil sapat na sa Kanila yung una nilang sa'ey basta sila ay Mufrid o Qarin . Ang obligado lamang mag Sa'ey ng ikalawang sa'ey ay ang Mutamatti na nag ihram para sa umrah at nagtawaf , At nagsa'ey tapos nagtanggal ng ihram , at pagdating ng ikawalo ng zulhijjah nag ihram Na naman para sa hajj dahil sa ganito obligado siyang magsa'ey ng para sa hajj na iba

Doon sa nauna niyang sa'ey na para sa umrah .

Ifta ng lujnatu daimah lil buhosil elmiyah wal ifta .

**Tanong :** Anong hukom sa taong pumunta ng makkah na walang niyah na hajj o umrah ?

**Sagot :** ang pumunta ng makkah na walang planong hajj o umrah gaya ng negosyante , Empleyado , post man , driver , at iba pa na nagtat-rabaho ay hindi sila ino-obliga Ng ihram except lang kung sila ang gusto ng ganun , dahil sa nabanggit na hadith Na sinabi ng pro-peta ( sumakanya ang pagpapala at kapayapaan ) sa pagbanggit Niya sa mga meeqaat : ito'y para sa kanila at sa sinumang dadaan sa kanila na taga Ibang lugar na gustong maghajj o mag umrah …

Malinaw dito na ang walang planong hajj o umrah ay hindi ino-obliga ng ihram …

Kitabu tahqeq wal eidhah li shaykh Abdulaziz Bin baz ( kaawaa siya ni Allah ) .

Tanong : anong dapat gawin ng Mutamatti at Qarin na walang kakayahan maghad'ey ?

Sagot : kung walang kakayahan ang Mutamatti at Qarin maghad'ey obligado silang mag Ayuno ng 3 araw sa Hajj at 7 araw sa pag uwi nila sa kanilang bayan , siya na ang Bahala sa 3 araw na yan , pwedi before araw ng nahr , pwedi rin sa Ayyamo tasreeq Sabi ng Allah :

وَأَتِمُّواْ ٱلۡحَجَّ وَٱلۡعُمۡرَةَ لِلَّهِۚ فَإِنۡ أُحۡصِرۡتُمۡ فَمَا ٱسۡتَيۡسَرَ مِنَ ٱلۡهَدۡيِۖ وَلَا تَحۡلِقُواْ رُءُوسَكُمۡ حَتَّىٰ يَبۡلُغَ ٱلۡهَدۡيُ مَحِلَّهُۥۚ
فَمَن كَانَ مِنكُم مَّرِيضًا أَوۡ بِهِۦٓ أَذٗى مِّن رَّأۡسِهِۦ فَفِدۡيَةٞ مِّن صِيَامٍ أَوۡ صَدَقَةٍ أَوۡ نُسُكٖۚ فَإِذَآ أَمِنتُمۡ فَمَن تَمَتَّعَ
بِٱلۡعُمۡرَةِ إِلَى ٱلۡحَجِّ فَمَا ٱسۡتَيۡسَرَ مِنَ ٱلۡهَدۡيِۚ فَمَن لَّمۡ يَجِدۡ فَصِيَامُ ثَلَٰثَةِ أَيَّامٖ فِي ٱلۡحَجِّ وَسَبۡعَةٍ إِذَا رَجَعۡتُمۡۗ تِلۡكَ عَشَرَةٞ
كَامِلَةٞۗ ذَٰلِكَ لِمَن لَّمۡ يَكُنۡ أَهۡلُهُۥ حَاضِرِي ٱلۡمَسۡجِدِ ٱلۡحَرَامِۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَٱعۡلَمُوٓاْ أَنَّ ٱللَّهَ شَدِيدُ ٱلۡعِقَابِ ١٩٦

At kung sakaling nasa ligtas na kalagayan ang sinuman at nasa hustong Kalusugan pagkatapos ay nais na gawin ng sinuman sa inyo ang umrah sa buwan ng Hajj at nais na rin niyang isagawa ang hajj maari niyang piliin ang hajj tamattu , subalit Kinakailangan nga lamang niyang mag alay ng had'ey , at kung sakali namang hindi Niya ito makakayanan , maari siyang mag ayuno ng tatlong araw sa buwan ng hajj At pitong araw kapag siya.y nakabalk na sa kanyang pamilya na ang kabuuan ng lahat Ay sampung araw … albaqarah .

At nabanggit sa sahih bukhari mula kay ayesah at ibn omr ( kalugdan nawa sila ni Allah ) sabi nila :

> hindi pinayagan ang pag ayuno sa ayyamu tasreeq maliban sa sinuman Na walang nakitang mai-ialay ,

kaya lang ang pinaka mainam ay mag una mag ayuno Ng 3 days Before ng uquf sa arafa para pagka arafa na ay hindi siya nag aayuno dahil ang propeta ( sumakanya ang pagpapala at kapayapaan ) ng siya ay nag uquf hindi siya naka ayuno at kanyang ipinag bawal ang pag ayuno sa arafa sa araw ng arafa sa lugar ng arafa . at pweding sunod sunod ang pag aayuno sa tatlong araw na yan at pwedi rin paghiwa-hiwalayin , ganun din ang nabanggit na pitong araw hindi obligado na isunod-sunod . dahil ng banggitin ito ng Allah ay walang nabanggit na kundisyon , sabi ng Allah : at pitong araw pagka nakauwi na kayo … albaqara . at para وَسَبۡعَةٍ إِذَا رَجَعۡتُمۡ sa walang kakayahan mas mainam na mag ayuno na lang kaysa manghingi sa iba ng pang alay na had'ey … kitab tahqeq wal idhah li shayk Abdulaziz Bin Baz .

# MGA FATWA

**Tanong :** Anong hukom sa taong dumating sa meeqaat sa hindi buwan ng hajj ?

**Sagot :** Ang taong dumating sa meeqaat dalawa ang kanyang sitwasyon : Una – dumating siya sa meeqaat sa hindi buwan ng hajj gaya ng ramadan o shaban , At ang sunnah sa kanya ay mag ihram siya para sa umrah at magniyah sa kanyang Puso at bigkasin niya ang " labbaika umrah " at magtalbiyah siya hanggang sa Pagdating niya sa ka'aba at magtawaf siya ng pitong beses , magsalah ng sunnah Sa likod ng maqamo ibrahim , pumunta siya sa safa at marwa at magsagawa ng Sa'ey pitong beses , at magpagupit ng buhok , at diyan natapos ang kanyangUmrah kaya pwedi na sa kanya ang lahat ng bawal sa ihram . Ikalawa – dumating siya sa meeqaat sa buwan ng hajj na shawwal , zulqa'dah , at Sa unang 10 araw ng zulhijjah ... ang taong ganito ay pwedi siya mamili sa tatlo :

Hajj lang , umrah lang , pagsamahin ang dalawa , dahil ang propeta ( sumakanya Ang pagpapala at kapayapaan ) nang dumating siya sa meeqaat sa buwan ng Zulqa'dah sa huling hajj niya , pinapili niya ang mga sahaba sa tatlong uri ng hajj

Na ito , pero sunnah rin sa taong ganyan na hindi nakapagdala ng had'ey na mag Ihram siya para sa umrah at kanyang isagawa ang unang nabanggit na sitwasyon

Ng taong Dumating sa meeqaat sa hindi buwan ng hajj , dahil ang propeta (suma Kanya ang pagpapala at kapayapaan ) ng malapit na sila sa makkah inutusan niya Ang mga sahaba na gawin nila ang kanilang pagsout ng ihram na para sa umrah ,

At parang iginiit niya ito sa kanila . Kitab tahqeq wal idhah li Shaykh Abdulaziz Bin Baz (kaawaan siya ni Allah ) .

Tanong : ang nanay ko ay matanda na , gusto niyang maghajj kaso wala siyang mahram Maliban sa mahram na nanghihingi naman ng malaking halaga . ano ba ang hukom Sa kanya sa ganitong sitwasyon niya ?

Sagot : hindi obligado sa kanya ang paghajj , dahil ang babae ay hindi pwedi maghajj ng Walang mahram maging bata pa siya o matanda na , pero kung may mahram ay Walang problema Maghajj siya , na kung namatay siya na hindi na nakapaghajj ay Ipaghajj siya ng iba na kukunin sa kanyang pera , na kung may mag volunter maghajj Para sa kanya na hindi na kukunin sa kanyang pera na mas maganda . Ifta ni Shaykh Abdulaziz Bin Baz ( kaawaan nawa siya ni Allah ).

Tanong : kailan ba pwedi ipagkatiwala sa iba ang pagbato ng jamarat ? meron bang mga araw Na di pwedi ipagkatiwala sa iba ang pagbato ng jamarat ?

Sagot : pwedi ipagkatiwala sa iba ang pagbato sa mga jamarat ng taong may karamdaman Na hindi niya kakayanin ang pagbato , at nang buntis na nangangamba para sa kanyang sarili , at nang nagpapasuso ng bata na walang makakapag alaga , at ng matanda na lalaki man o babae , o sinumang kagaya nila na hindi na kakayanin ang pagbato , gayun din ang guardian ng bata lalaki man o babae siya ang magbato para sa kanila . at ang pinagkatiwalaan ay magbato siya una para sa sarili niya bago ang para sa ipinagkatiwala sa kanya sa kinatatayuan niya maliban lang kung sunnah ang kanyang hajj ay pwedi ring mauna yung ipinagkatiwala sa kanya , pero hindi pweding pagkatiwalaan ang hindi naghajj sa kasalukuyan , ganun din ang hindi pa nakapaghajj kahit minsan at ang gaya nito ay kahit ibato pa nila ang sinumang nagkatiwala sa kanila ay inbalido rin … ifta ni Shaykh Abdulaziz Bin Baz ( kaawaan nawa siya ni Allah ) .

# MGA FATWA

Tanong :

Tanong : pwedi ba sa babae na gumamit ng gamot or tabletas na magpipigil sa buwanang Dalaw or magpadelay dito sa panahon ng hajj ?

Sagot :

Sagot : pwedi sa babae na gumamit ng ganyan sa panahon ng hajj para maiwasan niya ang Buwanang dalaw , kaya lang dapat magkunsulta siya sa isang ekspertong doktor Alang-alang sa kanyang kalusugan . at ganyan din sa ramadan pwedi sa babae na Gumamit nito kung gusto niyang makapag ayuno ng tuloy-tuloy na .

Ifta ni Shaykh Abdulaziz Bin Baz ( kaawaan siya ni Allah ) .

Tanong :

Tanong : noong mag umrah ako ay nakasout ako ng niqab dahil hindi ko alam na hindi pala Pwedi ang ganun , na anong gagawin ko para mapunan ang ganitong kamalian ?

Sagot :

Sagot : ang pag niqab ay kasama sa bawal sa ihram , kaya ang obligado sa babaing nagka Ganito ay magfidya o mag alay siya ng kambing o magpakain ng 60 na mahihirap O mag ayuno ng 3 araw pero sa kundisyon na alam niya at natatandaan niya na Bawal ito , kaya yung nakagawa nito na hindi niya alam na bawal ito odi kaya'y Nagawa niya ito dahil sa nakalimutan niya na bawal pala ito ay wala siyang fidya , Ang fidya ay doon lamang sa nakagawa nito ng sinasadya . Ifta ni Shaykh Abdulaziz Bin Baz (kaawaan nawa siya ni Allah ) .

# DUA

## Sabi ni Allah (سبحانه وتعالى) :



وَقَالَ رَبُّكُمُ ٱدۡعُونِيٓ أَسۡتَجِبۡ لَكُمۡ

**At sinabi ng Allah (سبحانه وتعالى) na in-yong rabb , o kayong mga Alipin manalangin kayo sa akin at tutugunin ko kayo) ghafir 6o**

# MGA TUNTUNIN NG MAGANDANG ASAL SA PANALANGIN

Naisalaysay mula sa Propeta ( ﷺ ) na sinabi niya : ang pinakamagandang Dua ay ang Dua sa Arafa , at ang pinakamagandang nasabi ko at ng mga propeta na nauna sa akin ay ang Laa Ilaaha illallah wahdaho laa sharika lah lahul mulko wa lahul hamdu yuhyee wa yumeetu Wa huwa alaa kulli shaen qadeer .

At naisalaysay pa rin na sinabi ng propeta ( ﷺ ) : ( ang pinaka gusto ni Allah ( ﷻ ) na kataga ay Apat : Subhanallah , walhamdulillah , wa laa ilaaha illallah , wallaho akbar ) .

Kaya dapat paramihin ang pagbigkas dito at e-repeat palagi kasama ang pagpakumbaba at presensya ng puso … paramihin din ang pagbigkas sa iba pang Azkar at mga Dua na nabanggit sa mga kitab lalong lalo na sa ganitong lugar , at ganitong banal na araw at piliin ang mga pangkalahatan na mga Azkar at mga Dua .

- Subhanallahi wa bihamdihi subhanallahil adhem .
- Laa ilaaha illa anta subhanaka inniy kunto minad dhalimeen , laa ilaaha illallah , walaa Na’budo illa iyyahu lahun ni’mah wa lahul fadlo walahu thanaul hasan .
- Laa ilaaha illallah muhliseena lahud deena walaw karihal kaafiroon .
- Laa hawla walaa Quwwata illa billah .
- Rabbana atinaa fid dunya hasanatan wafil akhirati hasanatan waqinaa azaban naar .

Sabi ng Allah ( ﷻ ) : ( At nagsabi ang inyong RABB , o mga alipin ko manalangin kayo sa akin At tutugunin ko kayo , katiyakan yaong mga nagmataas na di sumasamba sa akin ay Mapapasok sila sa empyerno na hamak at kaaba-aba) Ghafir 60 .

وَقَالَ رَبُّكُمُ ادْعُونِي أَسْتَجِبْ لَكُمْ إِنَّ الَّذِينَ يَسْتَكْبِرُونَ عَنْ عِبَادَتِي سَيَدْخُلُونَ جَهَنَّمَ دَاخِرِينَ ﴿٦٠﴾

Sinabi ng propeta ( ﷺ ) : ( ang inyong diyos ay buhay na mahabagin na ikinahihiya niya na langat ng kanyang alipin ang kanyang kamay na walang makukuha ) At sinabi pa rin ng Propeta ( ﷺ ) : ( pagka nagdua ang muslim ng dua na hindi masama at Hindi laban sa kamag anak ay tutugunin siya ng Allah ( ﷻ ) sa tatlong paraan : una- ibbigay Kaagad ng Allah ( ﷻ ) ang kanyang hiniling , pangalawa- idedeposito ng Allah ( ﷻ ) para sa kanya Sa kabilang buhay ang kanyang hiniling , pangatlo- may mga masamang nakatakdang Mangyayari sa kanya pero dahil sa kanyang dua hindi na yun matutuloy . sumagot ang Mga sahaba na nakarinig ng : na kung ganun pararamihin namin ang pagdua , sabi ng Propeta ( ﷺ ) : paramihin ninyo !!!) .

## MGA TUNTUNIN NG MAGANDANG ASAL SA PANALANGIN

- Ang katapatan sa Allah ( ) .
- Ang pagpuri at pasasalamat sa Allah ( ) , at ang ihingi sa Allah ( ) na pagpalain si propeta ( ) Saka mag DUA , pagkatapos gawin na kung paano sinimulan ang DUA ay ganun din Tatapusin .
- Ang pag agresibo sa pag DUA , at pagtitiwala na tutugunin ni Allah .
- Ang pag gigiit sa pag DUA , at ang di pang aapura .
- Ang pag presensya ng puso sa pag DUA .
- Ang pag DUA sa panahon ng hirap at ginhawa .
- Si Allah ( ) lamang ang bukod tanging hihingan ng pangangailangan.
- Huwag ipag DUA ng masama ang pamilya , kayamanan , anak , at ang sarili .
- Hinayan ang boses at ilagay sa katam-taman .
- Aminin ang mga kasalanan at humingi ng kapatawaran sa pagkagawa rito , at aminin Ang mga nakamit na biyaya mula sa Allah ( ) at magpasalamat dito .
- Huwag magpalabis sa pag DUA .
- ibuhos ang atensyon sa pag DUA , magpakumbaba , ihayag ang gusto , at iparamdam Ang takot .
- isauli ang mga kinuhang pagmamay ari ng iba at humingi ng kapatawaran .
- sabihin ng tatlong beses ang hinihiling .
- humarap sa Qiblah .
- itaas ang mga kamay .
- mag wudo bago mag DUA kung may lugar .
- ipakita ang kagandahan ng asal sa harap ng Allah ( ) sa pag DUA .

Sabi ng propeta ( ) :

**«Ang panalangin ay ang dasal .»**

## MGA TUNTUNIN NG MAGANDANG ASAL SA PANALANGIN

- manalangin para sa sarili bago sa iba , gaya ng : o Allah patawarin mo ako at si (kuwan).
- humingi sa Allah sa pamamagitan ng kanyang mga pangalan , mga katangian , at mga Nagawang mabuti o sa pamamagitan ng Dua ng mabuting tao na buhay na nandyan .
- gawin na halal lamang ang kakainin , iinumin , at isusout .
- huwag humingi ng masama o makakaapekto sa relasyon sa kamag anak .
- Ang nag DUA ay masigasig sa pagsugo ng mabuti at sa pagbawal ng masama .

### MGA ORAS NA TINUTUGON DITO ANG PANALANGIN :

- Sa malalim na ang gabi .
- Pagkatapos ng Salah .
- Sa pagitan ng Azan at Iqamah .
- Sa ⅓ gabi .
- Sa oras ng pagtawag ng Azan sa mga dasal na fardho .
- Sa oras ng pagpatak ng ulan .
- Sa huling oras ng araw ng Jum'ah .
- Sa pag inom ng tubig Zamzam kasama ang tapat na niyah .
- Sa aktong nakasujod ang nagsasalah

## MGA TUNTUNIN NG MAGANDANG ASAL SA PANALANGIN

- Ang pag DUA ng Muslim sa kapatid niyang Muslim .
- Ang DUA sa Arafa .
- Ang DUA sa pagtitipon sa pag alaala sa Allah ( ) .
- Ang DUA ng magulang sa anak o DUA ng anak sa magulang .
- Ang DUA ng Musafir ( Traveler ).
- Ang DUA ng ulirang anak sa kanyang mga magulang .
- Ang DUA na itinuro ng Propeta ( ) pagkatapos mag wudo .
- Ang DUA pagkatapos magbato ng jamarat na maliit .
- Ang DUA pagkatapos magbato ng jamarat sa gitna .
- Ang DUA sa loob ng Ka'aba . at ang hijr ay consider na nasa loob ng Ka'aba .
- Ang DUA sa Safa .
- Ang DUA sa Marwa .
- Ang DUA sa Muzdalifa .

At ang Muslim ay dapat laging nanalangin sa Allah ( ) saan mang lugar o panahon

Ang sabi ng Allah ( ) :

وَإِذَا سَأَلَكَ عِبَادِي عَنِّي فَإِنِّي قَرِيبٌ ۖ أُجِيبُ دَعْوَةَ الدَّاعِ إِذَا دَعَانِ ۖ
فَلْيَسْتَجِيبُوا لِي وَلْيُؤْمِنُوا بِي لَعَلَّهُمْ يَرْشُدُونَ ﴿١٨٦﴾ سورة البقرة

( kapag nagtanong sa'yo ang mga alipin ko tungkol sa akin ay sabihin

Mo na ako ay napakalapit sa kanila , tutugunin ko ang dalangin ng naghihingi sa akin kapag Siya ay naghihingi , dapat lamang na tumugon sila sa akin at maniwala sila para bigyan ko Sila ng gabay ) .

Kaya ang mga oras na ito at lugar ay dapat bigyan ng ibayong pangangalaga !!!

# MGA DUA NA BAGAY GAMITIN

## Sa Arafa , sa Muzdalifa , at sa iba pang mga lugar na panalanginan

**O Allah**

pagkalooban mo ng kalusugan ang aking katawan , pagkalooban mo ng kagalingan ang aking pandinig at paningin , walang tunay na diyos kundi ikaw lamang . o allah humihingi ako ng iyong kanlungan mula sa pagkasuwail , pagka pobre , at mula sa parusa sa libingan , walang tunay na diyos kundi ikaw lamang .

**O Allah**

ikaw ang aking panginoon , walang tunay na diyos kundi ikaw lamang , ako ay iyong nilikha , ako ay iyong alipin , sinisikap kong tuparin ang aking kasunduan sa iyo , hanggang sa aking makakaya , naghahanap ako ng kublihan sa iyo mula sa aking masasamang gawa , tinatanggap ko ang iyong mga tulong sa akin , at inaamin ko ang aking mga pagkakasala patawarin mo ang aking mga kasalanan sapagkat wala ng ibang maaring magpatawad maliban sa iyo .

**O Allah**

naghahangad ako ng kanlungan sa iyo mula sa mga alalahanin at kalungkutan , naghahanap ako ng kanlungan sa iyo mula sa aking kahinaan at katamaran , mula sa aking

karamutan at kaduwagan , at mula sa aking paraming utang at pag aalipusta ng mga tao . O Allah gawin mo na mabuti ang simula ng araw na ito , ang kalagitnaan ay maunlad , ang hulihan ay matagumpay , pagkalooban mo ako ng kabutihan sa mundong ito at sa kabilang buhay , ikaw ang pinakamaawin sa lahat .

**O Allah**

hinihingi ko sa iyo na gawin mo akong masaya sa kung ano ang inihatol mo sa akin para sa aking pagbabalik sa matiwasay na buhay pagkatapos ng kamatayan , at masigasig kong hinahangad ang kagalakan ng iyong maluwalhating anyo at ng pananabik na makatagpo ko ng walang pagkabahala o dalamhati o nakaliligaw na pagsubok , naghahangad ako ng kanlungan sa iyo mula sa pang aapi o pagiging api , mula sa pandarambong o pagiging mandarambong , mula sa paggawa ng masama o pagdanas ng kasamaan , at mula sa paggawa ng kamalian o kasalanan na hindi mo mapapatawad ...

## MGA TUNTUNIN NG MAGANDANG ASAL SA PANALANGIN

**O Allah** humihingi ako sa iyo ng kanlungan mula sa kasamaan ng pagtanda , patnubayan Mo ako para magawa ko ang mga kabutihang gawa at kagandahan ng asal sapagkat ikaw Lamang ang bukod tanging maaring makapatnubay nito at maka-kapag ligtas sa akin sa mga Kasamaan na ito .

**O Allah** patatagin mo ang aking paniniwala , palawigin mo ang aking buhay , at biyayaan Mo ang aking pamumuhay .

**O Allah** naghahangad ako sa iyo ng kanlungan mula sa katigasan ng puso , kapa-bayaan , Pang aalipusta , at kahirapan . naghahangad ako sa iyo ng kan-lungan mula sa kawalan ng Pananampalataya , kasamaan , kapalaluan , at kawalan ng katapatan . naghahangad ako Sa iyo ng kanlungan mula sa kawalan ng pandinig , kapipihan , kawalan ng paningin ,at sa Lahat ng uri ng karamdaman .

**O Allah** panatagin mo ang ang takot sa iyo sa aking sarili , linisin mo ang aking sarili , ikaw Lamang ang may kakayahan na maaring makapaglinis dito , naghahangad ako ng iyong Kanlungan mula sa kaalamang hindi mapapa-kinabangan , mula sa puso na hindi nanginginig Ng takot sa iyo , mula sa sariling hindi nakukuntento , at mula sa panalangin na hindi Diniriniig .

**O Allah** naghahangad ako ng kanlungan sa iyo mula sa mga masasama kong gawa , at mula Sa mga masasamang hindi ko nagawa . naghahangad ako ng kan-lungan sa iyo mula sa pagka wala ng iyong awa , at mula sa pagbabago ng iyong pangangalaga , at mula sa biglaan mong pagpaparusa , at sa lahat ng iyong pagkagalit .

**O Allah** naghahangad ako ng iyong kanlungan mula sa pagkawasak at pagbagsak, mula sa Pagkalunod , at pagkasunog , at mula sa pagka inutil, nagha-hangad ako ng kanlungan sa iyo Mula sa panlilinlang ni satanas sa aking kamatayan, naghahangad ako ng kanlungan sa iyo Mula sa pagkagat ng makamandag na nilikha , naghahangad ako ng kanlungan sa iyo mula sa kasakimang ugali .

**O Allah** panginoon ka sa langit at lupa . at panginoon ka ng dakilang trono , at ikaw ang panginoon namin , na panginoon ng lahat ng nilalang , na nagbibigay buhay sa lahat ng tanim at kahoy , na nagpapanaog sa banal na Torah , An-gel , at Qur'an . naghahangad ako ng kublihan sa iyo mula sa kasamaan ng lahat ng nilalang , ikaw ang simula at wala ng nauna sa iyo , ikaw ang huli at wala ng susunod pa sa iyo , ikaw ang nasa ibabaw at wala ng papantay sa iyo , ikaw ang nasa loob at wala ng maitatago sa iyo , iahon mo ako mula sa

pagkakautang , at mula sa kahirapan ng hanapbuhay .

# MGA DUA NA BAGAY GAMITIN

**O Allah** naghahangad ako sa iyo ng kanlungan mula sa masasamang ugali at masasamang Gawa , at masasamang hangarin ,masasamang karamdaman . naghahangad ako sa iyo ng Kanlungan mula sa pagkabaon sa utang , mula sa paghamak ng ibang tao , at mula sa pang – Alipusta ng kaaway .

**O Allah** palakasin mo ang aking paniniwala na siyang aking tanggulan , gawin mo ang Daigdig na ito na mabuting lugar para sa aking paglalakbay , at pagkalooban mo ako ng Matiwasay na buhay sa kabilang buhay na siyang aking patutunguhan , gawin mo ang aking Buhay na masagawa sa lahat ng kabutihan at ang aking kamatayan na pamamahinga sa Lahat ng kasamaan .

**O Allah** alalayan mo ako at tulungan mo ako , at huwag mong payagan ang iba na magapi Ako , patnubayan mo ako at gawin mong madali ang pagsunod ko sa pamamatnubay mong ito.

**O Allah** gawn mo akong nag-aalala sa iyo , tumatanaw ng utang na loob sa iyo , tapat at Masunurin sa iyo , puno ng takot sa iyo , masigasig sa pananalangin , at nagsisi. O aking Panginoon tanggapin mo ang aking pagsisi , hugasan mo ang aking kasalanan , tugunin mo Ang aking mga panalangin , patatagin mo ang aking pagkamatapat , patnubayan mo ang aking Puso , gawin mong matapat ang aking dila , at tanggalin mo ang mga hinanakit sa aking puso .

**O Allah** humihingi ako ng matibay na isip at katatagan sa pagsunod sa iyong patnubay , Hinihiling ko sa iyo na gawin mo akong kumikilala sa iyong kagandahang loob, na makapag Lingkod ng mabuti sa iyo , at pagkalooban mo ako ng panatag na puso, at mapagtapat na Dila , hinihiling ko sa iyo na pagkalooban mo ako ng nalalaman mong mabuti at bigyan mo Ako ng kaligtasan mula sa kabuktutan , at patawarin mo ako, ikaw ang nakakaalam ng Hindi nakikita .

**O Allah** bigyan mo ako ng magandang pag-uugali , at iligtas mo ako sa kasamaan ng Aking pagkamakasarili . O allah hinihiling ko sa iyo na patnubayan mo ako sa pagsasagawa Ng mararangal na gawain at pag iwas sa masasamang gawa , at magmahal sa kanila na Mapagpakumbaba , at patawarin mo ako at pagkalooban mo ako ng awa , at kung naisin Mong subukin ang iyong mga tagapaglingkod kupkupin mo ako bago ako tuluyang Mahulog dito .

**O Allah** hinihiling ko ang iyong pagmamahal at ang pagmamahal nila na nagmamahal Sa iyo , at ang nauukol na pagmamahal sa bawat kilos o gawa na siyang magdadala sa Akin upang mapalapit sa iyong pagmamahal . O allah hinihiling ko sa iyo ang pinakamabuti Sa mga kahilingan para sa kagalingan ng aking panalangin, para sa pinakamahusay na Tagumpay , at para sa pinakamabuting gantimpala .

**O Allah** palakasin mo ako , gawin mong mas mabigat ang timbang ng aking kabutihan , Patotohanan mo ang aking paniniwala, pataasin mo ang aking katayuan , tanggapin mo Ang aking mga panalangin , at patawarin mo ang aking mga pagkakamali, at hinihiling ko Sa iyo ang pinakamataas na katayuan sa paraiso , mabuting wakas , ang kabuuan ng Kabutihan mula sa simula hanggang sa huli . mula sa loob at labas, at hinihiling ko sa iyo Ang pinakamataas na katayuan sa paraiso .

## MGA DUA NA BAGAY GAMITIN

**O Allah** hinihiling ko sa iyo na buksan mo sa akin ang lahat ng kabutihan mula sa simula Hanggang sa katapusan , ibigay mo sa akin ang pinakamataas na katayuan sa paraiso .

**O Allah** hinihiling ko sa iyo na bigyan mo ako ng mataas na pag alala sa iyo, patawarin mo Ang aking mga pagkakasala , linisin mo ang aking puso , pangalagaan mo ang aking kaligtasan.

**O Allah** biyayaan mo ako sa aking pandinig , sa aking paningin , sa aking kaluluwa , sa aking Katawan , sa aking pag uugali , biyayaan mo ako sa aking buhay , sa aking pamilya , sa aking Hanapbuhay , tanggapin mo ang aking mabubuting gawa , at hinihiling ko sa ang mataas na katayuan sa paraiso .

**O Allah** humihingi ako sa iyo ng kanlungan laban sa kapahamakan , kahirapan , masamang Kapalaran , kaapihan at pang-aalipusta ng mga kaaway . o allah na pumipigil ng puso panati- Lihin mo ang puso ko na matibay sa iyong pananampalataya , panatilihin mo ito na nakalulugod sa pagsunod at panalangin sa iyo .

**O Allah** pagkalooban mo kami ng marami at huwag bawasan , ipagbunyi mo kami at huwag Ilagay sa kahihiyan , ibigay mo sa amin ang iyong mga tulong at huwag mo kaming bawian Piliin mo kami at huwag iba ang piliin mo nang higit sa amin , bigyan mo kami ng magandang hahantungan sa lahat ng ginagawa namin , at ilayo mo kami sa kapahamakan sa mundong Ito at ilayo mo kami sa parusa sa impyerno .

**O Allah** pagkalooban mo kami ng lubhang takot sa iyo upang ito ang mamagitan sa amin Sa mga gawa na may pagsuway sa iyo , lubhang pagtalima sa iyo na magdadala sa amin sa Iyong paraiso , at labis na katiyakan na magpapagaan ng aming mga kapighatian sa mundonglto , hayaan mong ikalugod namin ang aming pandinig , aming paningin , at aming mga kakayahan habang pinagkakalooban mo kami ng buhay , sana ay maging ito ang pinakahuli Mong kukunin sa amin , ipaghiganti mo kami mula sa kanila na puminsala sa amin , tulungan mo kami laban sa aming mga kaaway , huwag mong pahintulutan na mangyari ang anumang Kapahamakan sa aming pananampalataya , huwag mong pahintulutan na mas pahalagahan namin ang mga makamundong gawain na siya naming nalaman , at huwag mong payagan na silang mga walang takot sa iyo at hindi nagbibigay awa ang makapangibabaw sa amin .

# MGA DUA NA BAGAY GAMITIN

**O Allah** hinihiling ko na ipagkaloob mo ang awa mo sa akin , na patawarin mo ako , At iligtas mo ako sa bawat kasalanan , na hatian mo ako ng bawat kabutihan , at ipagkaloob Mo sa akin ang pagtatamo ng paraiso at kaligtasan mula sa apoy ng imyerno .

**O Allah** huwag mo kaming iwanan sa kalagayang hindi mo ginawaran ng kapatawaran , Maging sa mga pagkukulang na hindi mo kinublihan , maging sa mga pag iingat na hindi mo Inalis , mula sa mga pangangallangan sa daigdig na ito o maging sa kabilang buhay , ang Katuparan na siyang kapakipakinabang para sa amin at kasiya-siya sa iyo na siyang hindi mo Tinupad O pinakamaawain sa lahat na nag-kakaloob ng awa .

**O Allah** humihingi ako ng awa mula sa iyo na siyang ipatnubay mo sa aking puso, isa-ayos Ang lahat kong mga bagay-bagay , pawiin mo ang aking mga alalahanin, iligtas mo ako sa mga Nakakubli sa akin , gawin mong nagniningning ang aking mukha , dalisayin mo ang aking mga Gawa , bigyan mo ako ng lakas sa kaalaman, ilayo mo ako sa mga kapahamakan , at iligtas mo Ako sa lahat ng kabuktutan .

**O Allah** humihingi ako ng tagumpay sa araw ng paghuhukom , at buhay ng kaligayahan, At sa katayuan ng mga martir , ang magiging kasama ng mga propeta (sumaka-nila ang pag Papala at kapayapaan ) , at pagwawagi sa ibabaw ng mga kalaban .

**O Allah** humihingi ako sa iyo ng kawastuan sa paniniwala , para sa pananampalataya na Nagbibigay daan sa mabuting pag uugali , para sa tagumpay na humahantong sa walang Hangganang kaligayahan , para sa pagpapala , kalusugan , at kapatawaran mula sa iyo , at Para sa iyong kagalakan .

**O Allah** humihingi ako sa iyo ng kalusugan at kalinisan ng budhi , para sa magandang

Katangian , at ako'y masiyahan sa aking kabahagi .

**O Allah** naghahanap ako ng kanlungan sa iyo mula sa kapalaluan ng aking sarili , at mula Sa kapalaluan ng bawat nilikha na siya mong dinadakmal sa kanilang bumbunan . o aking Panginoon panatilihin mo ako sa matuwid na landas .

**O Allah** naririnig mo ang aking mga salita , nakikita mo ang aking kalagayan , batid mo Kung ano ang nasa labas at kalooban ng aking sarili , walang nakatago mula sa iyo , ako ay isang malungkot na nangangailangan , mapagpakumbabang humihingi ng iyong kapatawaran , Ako ay nagsusumamo sa iyo na may kababaang loob sa aking puso , na may pangangatal , May pangamba sa pagpapahayag ng kawalang kaya . humihingi ako ng iyong awa na tulad ng isang Hamak na taong yagit o tulad ng isang nagpapakumbabang nagkasala , humihingi ako ng iyong awa na tulad ng isang takot na takot na alipin na nakayuko sa iyo ang ulo na nanginginig Ang boung kalamnan at katawan .

# MGA DUA NA BAGAY GAMITIN

**O Allah**

sa iyo sumusuko , sa iyo lamang ako naniniwala , sa iyo lamang ako nanalig , Sa iyo ako bumabalik , at sa iyo ako makikipagpatayan . humihingi ako ng kublihan sa iyo Mula sa pagkawala sa matuwid na landas , sapagkat ikaw lamang ang tanging nag iisang Tunay na diyos na buhay na walang kamatayan , samantalang ang mga jinn at tao ay dadaan Lahat ng kamatayan .

**O Allah**

humihingi ako ng kanlungan sa iyo mula sa kaalaman na walang pakinabang , mula sa mga pusong walang takot sa iyo , mula sa mga sariling hindi nakukuntento , at mula sa Panalangin na hindi tinutugon .

**O Allah**

naghahangad ako ng kanlungan sa iyo mula sa kasamaan ng pag uugali , at mula Sa kasamaan ng gawa , at sa masasamang hangarin at masasamang karamdaman, O Allah Patatagin mo ang aking paniniwala at tulungan mo akong mapalayo sa kasamaan ng aking Sarili . O Allah patnubayan mo ako sa mga halal na hanapbuhay at at ilayo mo sa mga bawal , O Allah hinihiling ko ang iyong gabay na magdadala sa akin tungo sa pagkamatuwid , pagka Matarong , at pagkamasalamatin sa mga bigay mong biyaya . O Allah gabayan mo ako at Ituwid mo ako sa lahat ng aking gawain .

**O Allah**

hinihiling ko sa iyo na ibigay mo sa akin ang lahat ng kabutihan , sa mundong ito At sa kabilang buhay , mga kabutihan na alam ko o di ko nalalaman . naghahangad ako ng Kublihan sa iyo mula sa lahat ng kasamaan , sa mundong ito at sa kabilang buhay , mga Kasamaan na alam ko o hindi ko nalalaman . hinihiling ko sa iyo na bigyan mo ako ng tulad Ng mga mabubuting hiniling sa iyo ng lingkod mo na aming propeta (ﷺ) , at naghahangad ako Ng kanlungan sa iyo mula sa lahat ng mga masasama na hiningan sa iyo ng iyong lingkod na aming propeta (ﷺ) ng kanlungan .

**O Allah**

hinihiling ko sa iyo na papasukin mo ako sa paraiso ng hindi na ako dadaan ng Anumang hirap o parusa , patnubayan mo ako sa paggawa ng mga mabubuting salita o gawa Na makapaghahantong sa akin sa paraiso , naghahangad ako ng kublihan sa iyo mula sa Impyerno , at sa mga salita o gawain na ikapapasok ng tao sa impyerno. hinihiling ko sa Iyo na gawin mong pinakamabuti sa akin ang kung anuman ang iyong ibinigay na tadhana Sa akin . walang tunay na diyos kundi ikaw lamang . nag iisa ka at walang katambal , nasa Sa iyo ang lahat ng papuri at ikaw lang ang nasusunod , hawak mo ang buhay at kamatayan. Nasa kamay mo ang lahat ng kabutihan at kakayahan .

Subhanallahi walhamdu lillahi wa laa ilaaha illallahu Allahu akbar , wa laa khawla wa laa Quwwata illaa billahil aleyel adheem .
Wa sallallahu alaa sayyidina Muhammadin wa alaa aalihi wa sahbihi wasallam …

# Panalangin sa Paglalakbay

**Sa ngalan ng Allah , Ang lahat ng papuri ay nararapat lamang sa Allah**

**Sa ngalan ng Allah , Ang lahat ng papuri ay nararapat lamang sa Allah**

**" ANG KABANALAN AY SA ALLAH NA LUMIKHA DITO SA ATIN , NA DI NATIN KAYA NGUNIT GUSTO NIYA , TUNAY NA SA PANGINOON TAYO BABALIK "**

Bismillah, elhamdulillah

سُبْحَٰنَ ٱلَّذِى سَخَّرَ لَنَا هَٰذَا وَمَا كُنَّا لَهُۥ مُقْرِنِينَ ﴿١٣﴾ وَإِنَّآ إِلَىٰ رَبِّنَا لَمُنقَلِبُونَ ﴿١٤﴾

"Alhamdu lillah , Alhamdu lillah , Alhamdu lillah , Allahu akbar , Allahu akbar , Allahu akbar Ang kabanalan ay nararapat sa iyo o Allah , O Allah nadaya ko ang sarili ko kung kaya nalubog Ito sa Kasalanan , ibigay mo sa akin ang iyong kapatawaran , sapagkat wala ng ibang maaring Magpatawad maliban sa iyo .

Panalangin sa Paglalakbay :

Allahu Akbar, Allahu Akbar, Allahu Akbar.

سُبْحَٰنَ ٱلَّذِى سَخَّرَ لَنَا هَٰذَا وَمَا كُنَّا لَهُۥ مُقْرِنِينَ ﴿١٣﴾ وَإِنَّآ إِلَىٰ رَبِّنَا لَمُنقَلِبُونَ ﴿١٤﴾

kabanalan ay sa Allah na lumikha dito sa atin , na di natin kaya ngunit gusto niya , tunay na sa panginoon Tayo babalik " O Allah hinihiling ko sa iyo na gawin mong para sa kabutihan at takot sa iyo ang paglalakbay kong ito , at gabayan mo ako upang ang ikagagalak mo ang siya kong magawa . O Allah pagaanin mo at huwag mong iparamdam sa akin ang hirap at pagod sa paklalakbay kong ito , O Allah ikaw ang kasama sa paglalakbay at ikawRin ang pinag iwanan ko sa aking pamilya , naghahangad ako sa iyo ng kanlungan mula sa mga kapahamakan ng paglalakbay at masasamang tanawin , at mula sa hindi kanais-nais na pangyayari sa pamilya at ari-arian ko.

sa pag uwi naman ay ito rin ang binabasa kaya lang idagdag mo ang : uuwi na kami na kasama ang kapatawaran ng Allah , ang allah ang sasambahin at pupurihin ...

ANG PANALANGIN SA PAGITAN NG PUKNOL YAMANI AT HAJAR ASWAD

رَبَّنَآ ءَاتِنَا فِى ٱلدُّنْيَا حَسَنَةً وَفِى ٱلْءَاخِرَةِ حَسَنَةً وَقِنَا عَذَابَ ٱلنَّارِ ﴿٢٠١﴾

**Ang panalangin sa pagitan ng Alrokn Yamani at Hajar Aswad :**

**O Panginoon ibigay mo sa amin ang kabutihan sa mundong ito at kabutihan sa kabilang buhay .**

ANG PANALANGIN SA SAFA AT MARWA

۞ إِنَّ ٱلصَّفَا وَٱلْمَرْوَةَ مِن شَعَآئِرِ ٱللَّهِ

**Panalangin sa safa at marwa :**

Nang lumapit ang propeta ( ﷺ ) sa safa ay binasa niya ang : ( katotohanan ang safa at marwa ay kasama sa mga Palatandaan ng Allah ) magsisimula ako kung saan nagsimula ang Allah ... at nagsimula sa safa ... Umakyat siya rito para makita ang ka'aba at humarap siya dito at nagwika ng kaisahan ng Allah at nagtakbir na Nag wika ng : walang tunay na diyos maliban kay Allah na nag iisa na walang katambal , nasa kanya ang pag Papasiya , nasa kanya ang papuri at kakayahan . walang tunay na diyos maliban kay Allah na nag iisa , na Tinupad niya ang kanyang pangako , tinulungan niya ang kanyang alipin , at tinalo niya mag isa ang grupong nang aapi .at siya'y nanalangin sa pagitan nito , at sinabi niya ito tatlong beses , at ginawa rin ito sa marwa .

# CONCLUTION

***O Marangal na Hajji :***

Ikaw na dumating mula pa sa liblib at malayong lugar Karapat-dapat lamang ng labis mong pangalagaan ang hajj mo mula sa mga bastos na salita o gawa , mula sa mga kasamaan , mula sa pakikipagtalo , mula sa mga ipinagbabawal ng atingRelihiyong islam . ang dapat ay pagsikapan mong maisagawa ang hajj ng ayon sa paraan na Itinuro ng Banal na Qur'an at ayon sa pamamaraan ng propeta (ﷺ), nang sa ganun ay makamitMo ang malaking gantimpala at patawarin ng Allah ang iyong mga kasalanan punan niya ang Iyong mga kakulangan , iangat niya ang iyong antas sa buhay , at italaga niya ang kanyang Biyaya at paraiso sa iyo . dahil yan ang sinasabing Hajj Mabroor .

Ang Hajj Mabroor na walang gantimpala kundi ang Paraiso ay yung hajj na sumunud ng maigi Sa mga alituntunin ng hajj at ginawa ng tumpak sa mga nasabing pamamaraan , na walang Halong kasamaan , na pinangalagaan ng mabuti , ang sabi ng mga Fuqaha : Ang Hajj Mabroor Ay ang isinagawa na walang halong masama habang ito ay isinasagawa.

Kaya kung may pananampalataya sa puso mo sikapin mong sundin ang Banal Na Qur'an at Sikapin mong masunod ang sugo ng Allah na si Muhammad (ﷺ) , at gawin mong modelo ka Sa kagandahan ng pakikitungo sa mga kapwa mo mga hajji ng sagradong tahanan ng Allah Para maging Hajj Mabroor ang iyong hajj at maging kaaya-aya ang iyong pagsa sa'ey .

At uuwi ka sa iyong pamilya na tulad ka ng isang bago pa ipinanganak na wala ni katiting Na kasalanan . O Kapatid : pagka ikaw ay umuwi na sa iyong bayan at hinihila ka ng sarili mo sa isang kasalanan :

Alalahanin itong mga araw na nag iikot sa ka'aba at sa pagitan ng safa at marwa . Alalahanin itong mga oras ng pananatili mo sa arafa na iniaangat mo ang mga kamay mo Katotohanan tutulungan ka ng Allah basta sensero ka sa pag iwas ng mga kasamaan at Kabuktutan .

Hinihiling namin sa Allah na gawin niyang Hajj Mabroor ang Hajj natin, at Sa'ey na mapa- Salamatin ang ating sa'ey sapagkat si Allah lamang ang tigib ng Awa at kakayahan .

Wa sallallahu alaa nabi-ena muhammadin wa alaa aalihi

wasahbihi ajmaeen .

***Talal Ahmad Alaqeel***

# MGA NILALAMAN

